# KALATAS

Opisyal na Pahayagan ng Rebolusyonaryong Mamamayan ng Timog Katagalugan

TOMO 40 BILANG 12 | BASAHIN AT TALAKAYIN | DISYEMBRE 2020


EDITORYAL

## Ipagbunyi ang magiting na pakikibaka ng bayan laban sa teroristang rehimeng US-Duterte

Buong sikhay na nakihamok ang mamamayang Pilipino sa pinatinding pasismo ng rehimeng US-Duterte ngayong 2020. Nagpunyagi ang buong bayan laban sa mga atake ng AFP-PNP kahit sa gitna ng pandemyang COVID-19 at mga sakunang nagdaan. Sa Timog Katagalugan, higit pang lumalalakas at lumalawak ang rebolusyonaryong kilusan habang buong giting na lumalaban sa teroristang rehimen.

Hindi nilubayan ng pasismo ng rehimeng US-Duterte ang mamamayan sa kanayunan at kalunsuran. Imbes na kumprehensibong solusyong pangkalusugan sa panahon ng pandemya, terorismo at karahasan ang tugon ng rehimen. Sa panahon ng pandemya, pinatatag ni Duterte ang mga haligi ng *de facto* Martial Law gamit ang militaristang *lockdown* at pinaigting na panunupil sa sambayanan. Higit pa, ginamit ng rehimeng Duterte at mga reaksyunaryo ang pandemya upang ilusot ang mapanupil at anti-mamamayang Anti-Terrorism Act of 2020 upang pakawalan ang mas malupit na terorismo ng estado laban sa nakikibakang mamamayan sa ngalan ng anti-komunismo.

Sa udyok ng mga militarista at pasista, ibinasura ng rehimeng Duterte ang anumang posibilidad na magkaroon pa ng tigil-putukan sa ilalim ng paghahari ni Duterte at sa gayun, pinag-ibayo ng AFP-PNP ang pag-atake sa demokratikong karapatan at kalayaang sibil ng mamamayan. Terorista si Duterte sa paglulunsad ng todo-todong gera laban sa mamamayan matupad lamang ang kanyang pangarap na lipulin ang rebolusyonaryong kilusan bago matapos ang kanyang termino. Walang habas ang pandarahas ng AFP-PNP na wala nang pinipiling okasyon, pasko man o bagong taon, para sa kontra-rebolusyonaryong gera ng NTF-ELCAC laban sa bayan.

Sa Timog Katagalugan, nakadeploy ang humigit-kumulang 28 batalyon ng AFP-PNP-CAFGU na nagsasagawa ng mararahas na *focused military operations* (FMO)



# KALATAS

Disyembre 2020
TOMO 40 BILANG 12


NILALAMAN




*Ang KALATAS ang opisyal na pahayagan ng rebolusyonaryong mamamayan ng Timog Katagalugan. Pinapatnubayan ito ng Marxismo-Leninismo-Maoismo. Inilalathala ito ng Partido Komunista ng Pilipinas (MLM) at ng Bagong Hukbong Bayan ng Timog Katagalugan.*

*Inaanyayahan ng pamatnugutan ang mga mambabasa na mag-ambag sa pagpapahusay ng ating pahayagan. Magpadala ng mga komentaryo at mungkahi, balita at rebolusyonaryong karanasan na maaaring ilathala sa ating pahayagan. Ito ay tumatanggap ng mga liham sa:*

 st.kalatas@gmail.com

 balikwastk.wordpress.com


at *retooled community support program operations* (RCSPO) laban sa mamamayan. Hanggang sa kasalukuyan, patuloy na naninibasib ang may 3,500 pwersa ng AFP-PNP sa Quezon, Mindoro at Palawan maging sa gitna ng paghagupit ng mga bagyong nagdaan sa rehiyon.

Walang-tigil ang pang-aatake ng uhaw-sa-dugong AFP-PNP-CAFGU sa mga magsasaka at katutubo sa kanayunan. Minasaker ng mga halimaw na 2nd ID at PNP-Rizal ang limang sibilyan sa isang *mango farm* sa Sityo Malalim, Brgy. San Jose, Baras, Rizal noong madaling araw ng Disyembre 17. Talamak rin ang kampanyang pagpapasuko ng rehimen na ikinukubli sa mga papulong at diumano'y pamamahagi ng ayuda sa *social amelioration program* at relip noong mga nagdaang bagyo. Nagbabadya ng malubhang karahasan sa Mindoro ang pagdating noong bagong taon ng 2nd Platoon "Alpha Battery", 5th Field Artillery Battalion kasama ang dalawang 105mm *standard howitzer*.

Sa kabila nito, marubdob na nakikibaka ang mamamayan ng Timog Katagalugan laban sa pasismo ng estado. Ang karahasan ng AFP-PNP ay tinatapatan ng mamamayan ng kanilang pagkakaisa para palayasin ang mga sundalo at pulis at ipagtanggol ang kanilang mga komunidad. Dinedepensahan rin ng mga yunit ng Hukbong Bayan ang mamamayan sa pamamagitan ng mga taktikal na opensiba laban sa mga yunit ng RCSPO ng AFP-PNP o kaya sa mga pwersang naglulunsad ng FMO. Sinusuportahan ng masa ang mga taktikal na opensiba at ipinagbubunyi ang pamamarusa sa mga abusado at sagadsaring elemento ng AFP-PNP.

Hindi naging hadlang ang *lockdown* para ilunsad ang iba't ibang anyo ng mga kilos protesta sa mga lansangan at komunidad, pabrika at eskwelahan sa buong Timog Katagalugan. Hindi inalintana ng mga aktibista at progresibo ang mga pananakot ng rehimen at mga *crackdown* sa panahon ng pandemya. Sa kabila ng pasismo at lansakang *red-tagging,* iligal na pang-aaresto at pagdidetine, higit na lumakas ang paglaban ng mamamayan dahil sa lumalalang kapabayaan ng rehimen at pagtalikod sa mga karaingan ng bayan sa panahon ng pandemya.

Hindi rin nahahangganan ang mamamayan ng mga restriksyon ng *lockdown* para maipaabot ang kanilang karaingan. Naging malakas at epektibong daluyan ng karaingan ng bayan ang pagprotesta gamit ang *internet*. Tampok sa rehiyon ang pagprotesta sa *social media* ng mga manggagawa sa Mayo Uno kung saan inilantad nila ang kapabayaan ng rehimen sa malawakang *mass testing*, ligtas na kondisyon sa paggawa at tanggalan sa trabaho sa panahon ng pandemya. Dumarami rin ang mga *netizen* na nagpapahayag sa *social media* ng kanilang disgusto sa mga patakaran ng rehimen sa panahon ng *lockdown*, palpak na programang *blended/distance learning* sa edukasyon at kapabayaan ng rehimen sa mga bagyong nagdaan. Kabilang sa pinakamalalakas na panawagan sa buong taon sa *internet* ang #OustDuterteNow, #JunkTerrorLaw at #NotoRedTagging.

Ang pursigidong pakikibaka ng mamamayang Pilipino sa harap ng terorismo ni Duterte ay patunay ng labis-labis nilang pagkamuhi sa rehimen at ng hangarin nilang palitan na ang kasalukuyang bulok na sistemang malakolonyal at malapyudal. Sa gitna ng mga restriksyon sa pandemya, puspusan silang nagsasagawa ng propaganda para magmulat, mag-organisa at magpakilos ng pinakamaraming inaapi't pinagsasamantalahang mamamayan. Lumalawak at lumalapad ang mga organisasyong masa sa kalunsuran na naglulunsad ng mga pakikibakang hayag at lihim para labanan at patalsikin si Duterte.




# Pakikibaka ng mga magsasaka ng Lupang Ramos laban sa demolisyon at pagpapalayas, tagumpay

Nagtagumpay ang pakikibaka ng mga magsasaka ng Lupang Ramos sa Brgy. Langkaan 1, Dasmariñas City sa Cavite laban sa banta ng demolisyon at pagpapalayas sa kanila ilang araw bago ang pasko.

Inilunsad ng mga magsasaka ang barikadang bayan at nakipag-dayalogo sa Department of Agrarian Reform (DAR) at National Grid Corporation of the Philippines (NGCP) noong Disyembre 21, isang araw bago ang nakatakdang pagpapalayas sa kanila at iginiit na hindi sinunod ng NGCP ang ligal na proseso ng demolisyon. Napigilan ng sama-samang pagkilos na ito ng mga magsasaka sa pangunguna ng Katipunan ng mga Lehitimong Magsasaka at Mamamayan sa Lupang Ramos (KASAMA-LR) ang bantang demolisyon at pagpapalayas sa kanila at nangako ang NGCP at DAR na ipagpaliban ang *notice of eviction* sa Lupang Ramos.

Ang NGCP ay isang pribadong korporasyon na nabuo mula sa paglusaw at pagsasapribado ng National Power Corporation. Isa sa mga direktor nito si Zhu Guangchao, ang *director-general* ng State Grid Corporation of China, ang pinakamalaking kumpanya ng *utility* sa buong mundo.

Ayon kay Miriam Villanueva, tagapagsalita ng KASAMA-LR, "Malaking tagumpay ito dahil naipaglaban natin ang ating karapatan sa lupa na henerasyon nang binubungkal ng ating pamilya. Nagpapasalamat kami sa lahat ng mga sumuporta at nakiisa sa pakikibaka ng mga magsasaka ng Lupang Ramos."




Ang bantang demolisyon ay bunsod ng iniratsadang proyekto ng NGCP na Tuy-Dasmariñas 500kV Transmission Line Project na magpapalayas sa higit 400 pamilya sa 372 ektaryang sakahan ng Lupang Ramos. Taong 2014 pa nagpaplanong pumasok sa Lupang Ramos ang mga ahente ng NGCP nang walang paalam. Noong 2018, inilusot ng NGCP ang proyekto sa Tuy, Batangas kasabwat ang Maxipro Development Corporation (MDC), isang lokal na kasosyo ng Shanghai Power Transmission at Transformation Engineering Company.

Kamakailan lamang pinahintulutan ng DAR ang proyekto sa Lupang Ramos sa kabila ng kinakaharap nitong tunggalian sa lupa. Nagkaroon ng serye ng usap sa pagitan ng NGCP, mga panginoong maylupa at yunit ng lokal na gubyerno subalit hindi rito kabilang ang KASAMA-LR, ang organisasyong kumakatawan sa mga magsasaka at residente ng Lupang Ramos.

Mayaman ang kasaysayan ng mga magsasaka ng Lupang Ramos sa kanilang pakikibaka sa lupa. Ang naturang lupa ay kabilang sa mga lupang pagmamay-ari ng mga prayle noong panahon ng kolonyalismong Espanyol. Makalipas ang Rebolusyong 1896 at ang pagpasok ng kolonyalistang Amerikano, ibinenta ng mga mananakop ang titulo nito sa Manila Golf and Country Club. Noong 1965, inangkin ito ni Emerito M. Ramos, Sr., isang negosyante na nakakuha ng 16 na titulo rito na pinaghati-hatian ng kanyang pamilya. Nilusutan ni Ramos at kanyang mga anak ang mga nagdaang huwad na reporma sa lupa sa pamamagitan ng *land use conversion* at iba pang mga taktika kung saan ang ilang parsela ng lupa ay ibinenta sa Ayala Land, Luke Roxas, GSIS at Bangko Sentral ng Pilipinas.

Ang pakikibaka laban sa pagpapalayas ng NGCP ay karugtong ng daan-taong pakikibaka ng mga magsasaka sa Lupang Ramos. Kabilang sa kanilang panimulang mga tagumpay ang pagtatanggol sa kanilang karapatan sa lupain noong 2011 at ang bungkalang magsasaka noong 2017. K

---

*Editoryal...mula sa pahina 2*

Hindi napigilan ng pinaigting na mga atake at masinsing pakat ng AFP-PNP na ipagdiwang ng Partido, hukbo at masa ang ika-52 anibersaryo ng PKP sa mga sona at larangang gerilya. Dinaluhan rin ito ng mga pwersa mula sa kalunsuran sa pangunguna ng masang manggagawa at kabataan sa kabila ng mga paghihigpit ng militar. Samantala, ginanap rin ang mga lihim na selebrasyon sa kalunsuran sa tanglaw ng temang "Pamunuan ang Demokratikong Rebolusyong Bayan laban sa Imperyalismo, Pyudalismo at Pasismo".

Ang mga naipong lakas ng rebolusyonaryong kilusan at mamamayan ng Timog Katagalugan sa pakikihamok sa pinatinding pasismo ng rehimen ngayong 2020 ay inspirasyon at puhunan upang harapin ang mas malalaking hamon at tungkulin sa nalalabi pang panahon ni Duterte sa estado-poder. Patuloy na isusulong ng sambayanang Pilipino ang pambansa-demokratikong rebolusyon upang ibagsak ang pasista-teroristang rehimeng US-Duterte at ang estadong malakolonyal at malapyudal. K

# Paglaban sa COVID-19, delubyo, demolisyon at sa inutil na rehimeng US-Duterte

Matinding pagsubok sa mamamayang Pilipino ang hatid ng pandemyang COVID-19. Ibayong kahirapan ang idinulot ng mga militaristang hakbangin ng inutil na rehimeng US-Duterte sa pagtugon sa pandemya na lalong pinalala ng kakulangan ng anumang ayuda mula sa reaksyunaryong gubyerno. Gutom ang dinanas ng mamamayan dahil sa mga ipinatupad na *community quarantine* at *lockdown* sa iba't ibang lugar sa bansa nang walang sapat na paghahanda.

Samantala, sa pagtatapos ng taong ito dumagdag sa matinding pasanin ng mamamayan ang serye ng malalakas na bagyong pumasok sa bansa. Binayo ng mga bagyong ito ang mga lalawigan sa Timog Katagalugan (TK) na nagpadapa sa kabuhayan ng mamamayan sa rehiyon lalo na ng mga magsasaka.

Sa TK, pangita sa erya ng Lari ang ganitong kalagayan. Maraming mamamayan ang apektado ng militaristang *lockdown* ng rehimen kung saan ipinatupad ng AFP-PNP ang tigil produksyon sa kanilang mga nyugan at taniman, habang maraming mangingisda rin ang pinagbawalang lumaot sa erya na kalakha'y mga komunidad sa tabing-dagat. Pinalala pa at lalong pinadapa ng mga bagyong Rolly at Ulysses ang Lari katulad ng mga karatig bayan nito. Ngunit sa kabila ng naging kalunos-lunos na kalagayan, kakarampot lamang ang nakuhang tulong at ayuda ng mamamayan ng Lari mula sa mga ahensya ng gubyerno. Hindi nakarating sa kanila ang ni isang operasyong relip at rehabilitasyon na ipinagmamayabang ng reaksyunaryong gubyerno.

Hindi na bago ang ganitong mga kalagayan sa mamamayan ng Lari. Matagal na silang kinaligtaan ng gubyerno bago pa man dumating ang pandemyang COVID-19 sa bansa kung kaya hindi na sila umaasa pang papansinin ng rehimen ang kanilang mga karaingan at kalagayan. Para sa mamamayan ng Lari, gagap nilang tanging sa kanilang pagkakaisa at pagbubuklod mababago nila ang kanilang abang kalagayan at sa pamamagitan ng pagtatagumpay ng digmang bayan lamang sila makakabangon sa epekto ng pandemya at mga delubyong dumaan sa kanilang buhay.

**Mga SPL at samahang masa ng Lari laban sa COVID-19**

Ang Lari ay isang isla na matatagpuan sa TK. Napakayaman ng eryang ito dahil sa malalawak na niyugan at sa yaman ng karagatan na nagbibigay sa mamamayan ng masaganang huli. Kaya't ito ang dahilan kung bakit ganito na lamang paglawayan ng mga naghaharing-uri sa bansa ang nasabing isla.

Pagpasok ng COVID-19 sa bansa at sa pagpapatupad ng *community quarantine* sa Lari, walang sinayang na sandali ang mga kasapi ng Partido at mga rebolusyonaryong samahang masa rito. Naglunsad kaagad sila ng mga pulong pag-aaral kaugnay sa COVID-19 upang pagkaisahin ang lahat sa kanilang ilulunsad na kampanya.

Sa panimula, nagpaipon sila ng maraming tela at mga lumang damit para tahiin at gawing mga *face mask* na isa sa mga ipinatupad na *protocol* ng rehimen. Malaking problema ng mamamayan ng Lari ang kakulangan sa *face masks* dahil sa napakaliit na pondo ng lokal na pamahalaan. Naging matagumpay ang proyektong ito at nakiisa sa kanilang kampanya at pagsisikap ang buong barangay hanggang sa antas ng bayan. Nakapag-ambag ang lahat ng panahon at lakas-paggawa para sa paggawa ng mga *face mask* na ipapamahagi sa mamamayan ng Lari.

Ayon sa mga residente ng Lari, kulang na kulang ang natatanggap nilang ayuda mula sa reaksyunaryong gubyerno kaya't upang makatulong naman sa mga apektado ng kawalan ng kabuhayan at pagkain, nag-ambagan ang mga kasapi ng mga SPL sa Lari at mga samahang masa ng kanilang mga sobrang pagkain at pera para sa konsumo at panggastos ng mga pamilyang walang aasahan at paralisado ang kabuhayan.

Sa simpleng pamamaraan, ipinamalas ng mga SPL ng Lari ang kanilang kakayahang pamunuan ang mamamayan upang lagpasan ang hirap na hatid ng pandemyang COVID-19 habang patuloy na iginigiit ang ayudang para sa kanila. Hanggang ngayon ay kapus na kapos ang natatamasa nilang mga ayuda mula sa ipinagmamalaking *social amelioration program* ng reaksyunaryong gubyerno. Umabot lamang sa kakarampot na P6,500 ang natanggap nilang tulong sa loob ng siyam na buwang pandemya kaya lalabas na P722 lamang ang subsidyo kada buwan.



***Sa simpleng pamamaraan, ipinamalas ng mga SPL ng Lari ang kanilang kakayahang pamunuan ang mamamayan upang lagpasan ang hirap na hatid ng pandemyang COVID-19 habang patuloy na iginigiit ang ayudang para sa kanila.***

Kasama rin sa mga natanggap ang 3 pirasong *instant noodles*, 3 kilong bigas at 2 delatang sardinas na kulang na kulang para mapakain ang kanilang pamilya. Kung tutuusin, mula pa noong Marso ay hindi sapat ang natanggap nilang direktang tulong para ibsan man lang ang gutom dulot ng pansamantalang pagkawala ng kanilang kabuhayan. Mahigpit silang binabantayan ng mga sundalo at pulis para hindi sila makapunta sa kanilang mga kaingin at niyugan sa paghihinalang nagpapatuloy ang kanilang pagsuporta sa yunit ng BHB na nakakaabot sa kanilang baryo.

Sa pag-ooperasyon ng mga sundalo sa Lari, laging pinapatawag at pinupuntahan ang mga lider, hinaharas at pinupwersang sumuko. Sa ganitong ginagawang panggigipit ng mga sundalo at pulis, hindi na sila nakakapunta sa kanilang mga niyugan at taniman na nangangahulugan ng gutom at kahirapan ng kanilang mga pamilya. Kaya't kumilos ang mga organisadong masa sa Lari upang akuin ang gawaing produksyon ng kanilang mga kababaryong pinagbabantaan at tinatakot ng mga sundalo.

**Paglaban sa demolisyon matapos ang delubyo**

Sa isa namang baryong saklaw ng Lari, kinakaharap ng mamamayan ang banta ng demolisyon na pabibilisin ng nagdaang bagyong Ulysses. Matatagpuan ang baryong ito sa tabing-dagat na dinaanan at hinambalos ng bagyo. Nawasak ang kanilang mga tahanan kasabay ng pagdapa rin ng kanilang mga tanim na niyog na kanilang pangunahing ikinabubuhay.

Ang kanilang baryo ay matagal nang kinakamkam ng isang debeloper na nais magtayo ng mga imprastrukturang pang-ekoturismo, eksklusibong subdibisyon at pook-residensyal-pasyalan sa kanilang lugar dahil sa ganda ng lokasyon at mga tanawin. Sinamantala ng debeloper ang oportunidad sa pinsalang idinulot ng bagyong Ulysses sa mga naninirahan dito upang isakatuparan ang balak nitong pagkamkam sa kanilang lupa.

Kagyat na nagpulong ang SPL upang pag-usapan ang kahaharaping pagpapalayas sa kanila at iba pang kababaryo. Matapos nito, pinulong nila ang mga nakatayong samahang masa sa lugar at ang Sangguniang Barangay. Pumutok ang kanilang laban upang pigilan ang napipintong demolisyon at pagpapalayas sa lugar. Agad silang kumilos upang itayo muli ang kanilang mga tahanan at gumawa ng mga kubol para maging sentruhan ng kanilang laban. Inayos nila ang kanilang hanay, at hatian ng mga gawain upang pigilan ang maitim na balak ng debeloper na noong panahong iyon ay gumagamit ng bayarang *goons*, sundalo at pulis upang takutin at dahasin ang mga residente.

Laging dinaraanan at binababaran ang kanilang baryo sa tuwing mag-ooperasyon ang AFP. Pinaparatangan pa ng mga sundalo ang kanilang mga lider at mga kasapi na mga tagasuporta diumano ng BHB at mga kasapi ng Partido at binabantaan silang papatayin kung ipagpapatuloy nila ang laban para sa panirikan at kabuhayan. Tinatangka rin ng mga pasista na wasakin ang kanilang mga *makeshift* na bahay at mga tanim upang tanggalan sila ng anumang karapatan sa lupang matagal na nilang pinagyayaman at ipinagtatanggol.

Hindi natinag ang baryo, upang tugunan ang kanilang mga pangangailangan para sa pagkain, nagkaroon sila ng *shifting* ng mga tao para sa produksyon at bantay sa kanilang mga tahanan at kubol. Sa kanilang mga kubol naglulunsad sila ng mga aktibidad para pahigpitin pa ang kanilang pagkakaisa. Dito sila nagtatalakayan at ipinagpapatuloy ang kanilang pamumuhay sa gitna din ng tama ng pandemyang COVID-19. Nagkakaisa ang mga taga-baryo sa kanilang mga gawain sa araw-araw mula produksyon hanggang sa pag-aaral ng kanilang mga anak na apektado ng kawalan ng *face-to-face* na mga klase.

Sa tulong ng kanilang mga kamag-anak at naigiit na tulong mula sa lokal na gubyerno, naiayos din nila ang kanilang mga bangka na winasak ng bagyo at ngayo'y nakakapangisda silang muli. Hindi na sila umaasa pa sa rehimeng US-Duterte para sa anumang ayuda at tulong dahil alam nilang tulad din ng dati, hindi kailanman pakikinggan at ipagkakaloob ang kanilang mga karaingan at pangangailangan.

Ngayon, nananatiling matatag ang kanilang pagkakaisa at pagbubuklod upang ipagpatuloy at ipagtagumpay ang kanilang pakikibaka at paglaban para sa panirikan, kabuhayan at karapatan. Sa mahabang kasaysayan ng kanilang pakikibaka, pinanday na sila ng kanilang mga rebolusyonaryong karanasan. Laging nasa unahan sila ng laban sa anumang banta ng demolisyon at pagpapalayas matapos ang delubyong humambalos sa kanilang pamumuhay. Resulta ito ng matagal na panahon na pagpupundar at pagkilos ng Partido at BHB sa Lari at sa iba't ibang pamamaraan para pagkaisahin ang lahat. Patunay itong nagpapatuloy ang pakikibaka ng mamamayan sa pamamagitan ng kanilang lakas at pagkakaisa sa kahit anumang kalagayan. K

# Libu-libong paglabag sa karapatang tao sa TK, resulta ng Terror Law at *de facto* Martial Law ng rehimeng US-Duterte

Walang habas na pamamaslang, pasismo at sukdulang paglabag sa internasyunal na tuntunin at batas ng digmaan ang iniwang bakas ng madugong paghahari ng rehimeng US-Duterte sa ikaapat na taon nito sa poder. Ginamit ng rehimen ang buong pwersa ng militar at pulis pati ang reaksyunaryong batas upang magpakawala ng maigting na terorismo ng estado na nagresulta sa 3,270 dokumentadong paglabag sa karapatang-tao sa TK sa pagtatapos ng buong 2020.

Todo-larga ang mararahas na operasyong militar at pulis, pagsikil sa mga batayang demokratikong karapatan at panunupil sa mga aktibista't kritiko ng rehimen sa kumpas ng *civilian-military junta* ni Duterte na nakaluklok sa kontra-rebolusyonaryong National Task Force to End Local Communist Armed Conflict (NTF-ELCAC). Sila ang utak sa 13 kaso ng karumal-dumal na pamamaslang sa TK nitong 2020. Ilan sa mga kasong ito ang brutal na pagpaslang sa mag-asawang kapwa retiradong lider ng rebolusyonaryong kilusan at konsultant ng NDFP sa usapang pangkapayapaan na sina Agaton "Ka Boy" Topacio at Eugenia "Ka Eugene" Magpantay sa Rizal nitong Nobyembre at ang pagsalbeyds ng mga militar at pulis kay Mario "Ka Jethro" Caraig, isang *hors de combat* sa Laguna noong Agosto.

Pinatay rin ng mga elemento ng AFP-PNP ang mga lider-masa na sina Armando Buisan ng Quezon, Adonis Shu ng Palawan at Kapitan Froilan Reyes ng Laguna. Pinakahuling krimen ang masaker sa limang sibilyan sa Baras, Rizal noong Disyembre na pilit pinagtatakpan ng SOLCOM at PNP-Rizal at inilulusot na lehitimong engkwentro sa mga isparo o yunit ng partisanong lungsod ng BHB. Pinahirapan muna ang mga biktima bago walang awang pinaslang ng mga berdugong pasista.

Sukdulan ang karahasan ng estado laban sa mga tinatawag nitong kalaban na kitang-kita sa 25 kaso ng makahayop na pagtrato nito sa mga rebolusyonaryong nasawi sa mga labanan. Matinding parusa sa mga kaanak ng mga biktima ang ginawa ng rehimen na paglapastangan at pagbinbin sa labi ng mga napaslang na Pulang mandirigma at mga sibilyang pinalalabas nilang kasapi ng BHB. Malinaw itong paglabag ng GRP sa internasyunal na makataong batas sa ilalim ng United Nations Geneva Conventions of 1949 at ng sumunod na Protocol 1 at 2 ng 1977, gayundin ng Comprehensive Agreement on Respect for Human Rights and International Humanitarian Law (CARHRIHL) na kasunduang nilagdaaan sa pagitan ng GRP at NDFP.

Pinasidhi ng rehimen ang pasismo sa bisa ng Anti-Terrorism Act of 2020 (ATA) o RA 11479 at paggamit sa pandemyang COVID-19 para magdeklara ng militaristang *lockdown.* Nagsilbi ang iniratsadang ATA para gawing ligal ang pagdakip, pagkukulong at panunugis sa mga itinuturing ng estado na mga "terorista." Isa sa mga unang biktima ng Terror Law ang Cabuyao 11 na binubuo ng mga aktibistang dinakip habang nagpoprotesta laban sa ATA noong Hulyo 3 sa Laguna.

Ilang insidente rin ang naganap na panghaharas at pag-aresto sa





# 2 sibilyan, inaresto at itinago ng 201st Infantry Brigade at PNP-CALABARZON sa Quezon

Nag-aalala ang mga kamag-anak nina Roel Custodio, 34, at Ruben Estocado, 38, mga dinakip ng pinagsanib na pwersa ng PNP-CALABARZON at SOLCOM sa pangunguna ng mga yunit paniktik nito noong Disyembre 26 bandang 3:30 ng hapon sa Brgy. Zone 3 Poblacion, Atimonan, Quezon. Patuloy silang hinahanap ng kanilang mga kaanak dahil hindi sila inililitaw ng mga pasista.

Ginawang tropeo ng AFP-PNP sina Custodio at Estocado na inaresto ng mga mersenaryo sa araw ng ika-52 anibersaryo ng PKP. Pinaratangan silang matataas na lider ng PKP at BHB sa rehiyon at sinampahan ng mga gawa-gawang kaso. Sinampahan si Custodio ng mga kasong *kidnapping* at *illegal possession of firearms*, habang si Estocado naman ay *double murder* at *multiple murder*.

Humingi na ng tulong sa Commission on Human Rights at mga organisasyong nagtatanggol sa karapatang-tao ang mga kapamilya ng mga biktima para hanapin at pwersahin ang mga ahente ng estado na ilitaw ang kanilang mga mahal sa buhay. Ayon sa Karapatan-ST, "Nilabag ng AFP-PNP ang karapatan ng mga biktima na magtamo ng ligal na tulong hinggil sa mga isinampang gawa-gawang kaso."

Binigyang-laya ng Anti-Terrorism Act of 2020 ang AFP-PNP na ipiit at idetine nang walang kaso ang sinumang tinatakan nitong "terorista" sa loob ng 14-24 araw nang walang pananagutan. K

mga aktibistang dadalo sa mga protesta sa rehiyon. Kabilang sa mga ito ang pagharang sa 88 aktibistang magpoprotesta sa araw ng SONA at panggugulo ng mga pulis sa mapayapang aksyong protesta ng halos 150 magsasaka sa Batangas noong Oktubre.

Sa mga probinsya, pinakamarami ang naitalang kaso ng iligal na pag-aresto at pagdetine sa Quezon. Naging tampok rin ang paghuli sa anim na magsasaka sa reyd na isinagawa ng Special Weapons and Tactics (SWAT), Philippine National Police (PNP), Criminal Investigation and Detection Group (CIDG) at Philippine Air Force (PAF) sa bahayan sa Sitio Santulan, Brgy. Coral ni Lopez, Calaca, Batangas noong Mayo. Nangyari ito habang nasa ilalim ng *enhanced community quarantine* ang probinsya. Ang anim na biktima ay pawang mga miyembro ng lokal na organisasyong tutol sa pangangamkam ng lupa sa kanilang barangay. Nakalaya sila matapos ang higit dalawang buwang pagkakapiit at mapawalang sala ng korte.

Talamak din sa 2020 ang *red-tagging* sa mga ligal na organisasyon, aktibista at unyonista habang ipinaparada ang mga karaniwang magsasaka't katutubo bilang mga sumukong kasapi ng BHB. Aabot sa 1,406 ang biktima ng pagbabanta, panghaharas at intimidasyon, kabilang na ang mga unyonista ng Coca-Cola-Sta. Rosa na pwersahang pinasusuko bilang NPA ng Task Force Ugnay at RTF-ELCAC.

Nagdulot naman ang walang puknat na FMO at RCSPO ng AFP-PNP ng ibayong paglabag sa karapatang-tao ng mga katutubo't magsasaka. Sa isla ng Palawan, mayroong dalawang insidente ng pamimilit ng mga elemento ng Philippine Marines sa mga *menor de edad* na maging giya sa kanilang operasyon. Iniulat din ang paghahaluhog sa bahay ng mga katutubong Palaw'an at pagsunog sa kanilang mga kaingin.

Nagtatago ang AFP-PNP sa pandemyang COVID-19 upang makapagpataw ng malulupit na patakaran sa mga interyor na komunidad tulad ng paghihigpit sa pagbili ng pagkain, pagkontrol sa oras ng pagtatrabaho sa mga kaingin, niyugan at sapilitang pagpapaloob sa mamamayan sa mga programa ng reaksyunaryong gubyerno. Sa Mindoro, 800 katutubo ang sapilitang inirehistro kapalit ng pagbabantang ang hindi papayag ay ituturing na tagasuporta ng BHB. Patuloy rin ang pagkakampo ng militar sa mga *barangay hall* at eskwelahan sa 16 komunidad sa Mindoro na labag sa IHL at CARHRIHL. Sa hangganang Quezon at Rizal, mahigit 200 katutubong Dumagat at Remontado ang sapilitang pinasuko sa tabing ng pamimigay ng relip para sa kalamidad at SAP para sa COVID-19. Ipinagbabawal din sa ilang bayan sa Quezon at Rizal ang pagtatrabaho sa kaingin ng mga magsasaka na nagresulta sa pagkasira ang mga aanihing palay at iba pang produktong bukid.

Sinusulsulan at itinutulak mismo ni Duterte ang mersenaryong AFP at PNP na gumawa ng hunos-diling karahasan sa buong bayan. Wala ni isa mang napapanagot sa mga patung-patong na kaso ng paglabag sa karapatang-tao. Sa pagpapatupad ng Anti-Terrorism Act of 2020 at pagdedeklara sa PKP-BHB bilang mga teroristang organisasyon, tiyak na mas dadami pa ang mga krimen at atrosidad na ihahasik ng mga armadong pwersa ng rehimen. K



TUGON
NI PATNUBAY DE GUIA

# Bakit hindi nagdeklara ng tigil-putukan ang Communist Party of the Philippines (CPP) ngayon taon?

Kinailangang pansamantalala munang isantabi ng CPP ang nakagawian nitong tradisyon na nagdedeklara ng sariling tigil-putukan (na may ispesipikong haba ng panahon) sa tuwing panahon ng kapaskuhan at pagpasok ng bagong taon. Kinailangang gawin ito ng CPP upang lalong maipagtanggol at pangalagaaan ang kapakanan ng ating mga kababayan, lalo na ang masang magsasaka, at biguin at pagbayarin nang mahal ang mga mersenaryong tropa ng Armed Forces of the Philippines (AFP) at Philippine National Police (PNP).

Mahirap makamit ng mamamayan ang mapayapang pagdiriwang ngayong kapaskuhan at bagong taon sa harap ng todong gyera na ipinatutupad ng pasistang rehimeng US-Duterte laban sa rebolusyonaryong kilusan at mamamayan. Wala sa intensyon ng rehimeng Duterte na pagkalooban ang mamamayang PIlipino ng kahit konting pahinga mula sa pinatindi at pinaigting nitong opensibang militar. Palagiang nagkukumahog ang rehimeng Duterte sa paghahabol sa itinakda nitong taning sa pagdurog sa rebolusyonaryong kilusan bago sumapit ang pagtatapos ng kanyang termino sa Hunyo 30, 2022. Isang imbing pangarap na mauuwi lamang sa kabiguan tulad ng mga sinundan niyang mga rehimen simula sa diktador na si Ferdinand E. Marcos.

Ang pansamantalang pagsasantabi ng CPP sa kinagawian nitong pagdedeklara ng tigil-putukan sa panahon ng kapaskuhan at bagong taon ay nangangahulugan na ilalagay nito ang sarili sa aktibong depensa para pangalagaan ang sarili at ang malawak na masang magsasaka sa kanayunan. Aktibong lalabanan nito at bibiguin ang mga inilulunsad na mga pananalakay ng pasistang tropa ni Duterte.

May tigil-putukan man o wala, kailangang puspusang labanan, ipagtanggol ang sarili at biguin ang mga kampanya ng pagtugis at pagdurog ng pasistang rehimeng US-Duterte laban sa rebolusyonaryong kilusan at mamamayan. Sa mahabang karanasan ng rebolusyonaryong kilusan, kahit may tigil-putukan na idinedeklara ang gubyernong Duterte sa CPP-NPA-NDFP, wala itong naging saysay dahil hindi naman ito seryosong ipinatutupad ng AFP at PNP. Sa matagal na panahon, walang bisa at pawang pampublikong postura lamang ang mga pahayag na *suspension of military operations* (SOMO) ng AFP at *suspension of police operations* (SOPO) ng PNP sa tuwing may umiiral na tigil-putukan sa pagitan ng magkatunggaling panig. Lansakang pagkukunwari at pakitang-tao lamang ng rehimeng Duterte ang pagdedeklara ng tigil-putukan sa panahon na may nagaganap na usapang pangkapayaan ito sa NDFP, sa panahon na nahaharap ang bansa sa mga sakuna, kalamidad o pandemya at sa panahon ng kapaskuhan. Ginagamit ni Duterte ang "populistang" pagpopustura para palabasing may malasakit siya sa taumbayan.

**Kailanman hindi naging matapat at seryoso ang pasistang rehimeng US-Duterte sa pagtupad kahit sa sarili nitong deklarasyon ng tigil-putukan sa CPP-NPA-NDFP sapul nang maluklok ito sa kapangyarihan noong Hulyo 2016.**

Walang epekto at hindi natitinag ang rebolusyonaryong kilusan sa pinakabagong pahayag ni Duterte na walang magaganap na tigil-putukan sa CPP-NPA-NDFP ngayong kapaskuhan at maging kailanman hangga't siya'y nasa kapangyarihan. Sa karanasan ng rebolusyonaryong kilusan, walang tunay na tigil-putukan ang naganap at naipatutupad ng AFP at PNP kahit sa panahon na nagaganap ang usapang pangkapayaapan sa pagitan ng GRP at NDFP mula kay Presidente Corazon C. Aquino at panahon ni Duterte.

Sa panahon ng gubyernong Duterte, walang pakundangang nilalabag ang tigil-putukan na pinagkaisahan ng GRP at NDFP bilang bahagi ng *confidence building* at paglikha ng paborableng klima para sa usapang pangkapayapaan na pormal na sinimulan noong Agosto 2016. Sa loob ng halos anim na buwan mula Agosto 2016 hanggang Pebrero 2017, sa tala ng NDFP, inokupa ng AFP ang mahigit 500 baryo na nasa loob ng mga larangang gerilya ng NPA. Daan-daang beses na nilabag ng AFP at PNP ang kasunduan ng GRP at NDFP sa tigil-putukan. Ang mga paglabag ng GRP sa tigil-putukan ay masinop na naisadokumento at sinumite ng NDFP sa Joint Monitoring Committee (JMC) na binuo ng dalawang panig para i-*monitor* ang pagpapatupad ng Comprehensive Agreement on Respect for Human Rights and International Humanitarian Law (CARHRIHL).

Sukdulan din ang mga naging paglabag ng rehimeng Duterte sa sarili nitong deklarasyon sa tigil-putukan noong Marso 2020 mula sa magkahiwalay na deklarasyon nito at ng CPP para magkonsentra ang buong bayan sa pagharap at paglaban sa nakamamatay na COVID-19. Ginamit lamang ng rehimeng Duterte ang tigil-putukan at paglaban sa pandemyang COVID-19 bilang tabing sa patuloy at walang humpay na mga teroristang pag-atake ng AFP at PNP sa rebolusyonaryong kilusan at mamamayan.

Ganito din ang nangyayari kahit may mga tigil-putukan sa panahon ng mga sakuna at kalamidad. Patuloy ang mga opensibang militar ng AFP at PNP laban sa CPP-NPA-NDFP sa tabing diumano ng mga *"relief and humanitarian operations"* nito. Sa kabilang banda, pagtitimpi, mahusay na maniobra at wastong taktikang

gerilya ang isinasagawa ng mga yunit ng NPA upang maiwasan ang hindi kinakailangang mga labanan. Mahigpit na tumatalima ang NPA sa mga tigil-putukan na idinedeklara ng CPP habang ginagampanan nito ang kaniyang mga tungkulin sa pagtulong at pag-alalay sa mga kababayan nating sinalanta at biktima ng mga sakuna at kalamidad at ng pandemyang COVID-19.

Ang sambayanang PIlipino, lalo na ang masang magsasaka na bumubuo ng mayorya ng populasyon, ang higit na apektado ng pagiging utak-pulbura at militarista ni Duterte. Bigo silang makaranas kahit panandaliang pahinga mula sa matitinding operasyong militar ng AFP at PNP sa mga kanayunan ng bansa. Patuloy silang napagkakaitan ni Duterte na maipagdiwang nang mapayapa at panatag ang panahon ng kapaskuhan sa piling ng kanilang mga mahal sa buhay.

**Si Duterte ang numero unong terorista at kaaway ng sambayanang Pilipino.**

Ang terorismo ni Duterte, kultura ng karahasan at kawalan ng pananagutan ng AFP at PNP sa mga krimen laban sa sambayanan ay sadyang walang kinikilalang panahon, okasyon, karapatang pantao at pandaigidigang makataong batas. Halang ang mga bituka at hindi natatakot at nangingiming pumatay ang AFP at PNP ng mga inosente at walang kalaban-labang mga sibilyan kahit sa panahon ng kapaskuhan. Patunay dito ang pagmasaker ng mga sundalo ng 12th Infantry Battalion ng Philippine Army at pulis ng PNP-Western Visayas sa siyam na katutubong Tumandok noong Disyembre 30, 2020 sa Capiz at Iloilo sa isla ng Panay. Kasabay ng masaker, may 17 pang mga katutubong Tumandok ang inaresto batay sa mga gawa-gawang kaso at pagtatanim ng mga ebidensya. Isinagawa ang masaker at pang-aaresto batay sa ipinatutupad na *Synchronized Enhanced Management of Police Operations* (SEMPO) tulad ng nangyari sa Isla ng Negros noong 2019 habang hepe ng



Regional Police Office Region 7 ang kasalukuyang hepe ngayon ng PNP na si General Debold "Mañanita" Sinas.

Sa kabilang banda, pinagkaitan din ni Duterte ang mga ordinaryong kawal at pulis ng sapat na pahinga mula sa pagod dulot nang walang saysay na todong-gyera ng rehimen laban sa rebolusyonaryong kilusan at mamamayan. Pinagkaitan ni Duterte ng panahon ang mga pangkaraniwang sundalo at pulis na makapiling nila ang kanilang mahal sa buhay sa panahon ng kapaskuhan at bagong taon. Hindi katulad niya, ng kanyang pamilya, kaibigan at ng iba pang matataas na opisyal ng gubyerno, AFP at PNP, na kapag ginustong magpahinga at magbakasyon nang magarbo ay madali nilang nagagawa.

Sa tagumpay ng Demoratikong Rebolusyon ng Bayan (DRB)sa pamumuno ng CPP, magiging posible ang malaon nang hangad ng sambayanang Pilipino para sa makatarungan at matagalang kapayapaan sa bansa.

Kung kinakailangan at para sa benepisyo at kapakanan ng taumbayan, laging handa ang CPP na magpatupad ng tigil-putukan. Ginagalang at pinapahalagahan ng CPP-NPA-NDFP ang kagustuhan at kahilingan ng taumbayan na maipagdiwang nang matahimik at mapayapa ang kapaskuhan kapiling ang kanilang mga mahal sa buhay. Laging handa ring magpatupad ang CPP ng kanyang sariling tigil-putukan kung kinakailangan batay sa hinihingi ng nagbabagong pambansa at pandaigidigang sitwasyon, mga sirkumtansya at rasonableng dahilan. Sinusuportahan din ng NDFP ang mga grupong nananawagan na muling ipagpatuloy ang usapang pangkapayapaan sa pagitan ng GRP at NDFP na makaisang panig na ipinatigil ni Duterte noong Hunyo 2017.

Subalit kailangan ng taumbayan angibayongpagpupunyagiatitaasang antas ng paglaban upang maibagsak ang tiraniko at teroristang rehimeng US-Duterte. Ang rehimeng Duterte at ang itinataguyod nitong naaagnas na sistemang malakolonyal at malapyudal na lipunang Pilipino ang kasalukuyang hadlang sa pagkakamit ng sambayanang Pilipino ng makatarungan at matagalang kapayapaan.

Dapat maramihang lumahok ang mamamayan sa pagsusulong ng DRB na may sosyalistang perspektiba at sa isinusulong na matagalang digmang bayan. Tanging sa pagsusulong at pagtatagumpay ng DRB matutupad ang malaon nang kagustuhan ng sambayanang PIlipino na magkaroon ng makatarungan, matagalang kapayapaan na nakabatay sa hustisyang panlipunan at upang makamit ang tunay na kalayaan, demokrasya at kasaganaan para sa lahat ng mamamayang Pilipino. K

# BHB at mamamayan ng TK, binigo ang matitinding atake ng AFP-PNP sa 2020

Tiyak na mabibigo ang imbing plano ng rehimen at ng AFP-PNP na ubusin ang pwersa ng Hukbong bayan sa TK bago matapos ang termino ni Duterte. Ito ang deklarasyon ng Melito Glor Command (MGC)-BHB TK sa pagtatapos ng taong 2020, na tumampok ang 41 matatagumpay na aksyong militar at 111 kaswalti sa AFP-PNP.



MGA TAGUMPAY SA LARANGANG MILITAR 2020

41 aksyong militar





35 taktikal na opensiba

6 aktibong depensa





50 sugatan sa AFP-PNP

61 patay sa AFP-PNP



Sa ulat ng MGC, 61 ang patay at 50 ang sugatan sa mga tropa ng AFP-PNP na nakasagupa ng Pulang hukbo sa 2020. Katumbas ito ng lampas sa laking-kumpanyang pwersa ng kaaway.

Dugo't buhay ang puhunan ng rebolusyonaryong kilusan sa pukpukang pakikipaglaban sa rehimeng US-Duterte at sa dineploy nitong mahigit 22 batalyong pwersa ng sundalo't pulis sa rehiyon sa 2020. Aabot sa maliit na platun ang bilang ng mga nasawing Pulang mandirigma, kabilang ang mga pinaslang na *hors de combat* na protektado ng mga alituntunin sa ilalim ng Protocol 1 at 2 ng 1949 Geneva Conventions ng United Nations at ng pandaigdigang makataong batas.

Sa gitna ng masinsing pakat ng kaaway, tagumpay na inilunsad ng MGC ang 35 taktikal na opensiba (TO) na nagdiskaril sa *focused military operations* (FMO) at *retooled community support program operations* sa TK. Pebrero 2020, pumutok ang magkakasunod na opensiba ng Lucio de Guzman Command (LdGC) - BHB Mindoro, Narciso Antazo Aramil Command (NAAC) - BHB Rizal at Apolonio Mendoza Command (AMC) - BHB Quezon na nagresulta sa dalawang patay at siyam na sugatang sundalo.

Kahihiyan at pinsala ang natamo ng 403rd Regional Mobile Force Battalion (403rd RMFB) ng PNP-MIMAROPA sa matunog na ambus ng LdGC sa Barangay Panaytayan, Mansalay, Oriental Mindoro noong Setyembre 28. Napatigil ng putok ng mga Pulang mandirigma ang *mobile* ng 403rd RMFB na may sakay na suplay at dagdag pwersa para sa tropang pulis na nag-ooperasyon sa Mansalay. Tatlong pulis ang sugatan at hindi na mapakinabangan ang sinirang sasakyan. Naging usap-usapan ng mga Mindoreño sa *social media* ang takot na takot na reaksyon ng mga pulis sa ambus.

Naglunsad naman ang Bienvenido Vallever Command (BVC) - BHB Palawan noong Hulyo 2020 ng tatlong TO laban sa 4th MBLT na hindi tumigil sa panghahalihaw sa isla kahit may pandemya. Ipinagbunyi ng mga Palaweño ang mga opensiba ng BVC na naggawad ng hustisya laban sa mga abusadong militar na nangongotong at sumisira sa kanilang kaingin.

Tampok din sa 2020 ang pagharap ng BHB sa mga pataksil na atake ng AFP-PNP habang nananalasa sa bayan ang pandemyang COVID-19 at sunud-sunod na kalamidad. Tahasang nilabag ng GRP ang sarili nitong deklarasyon ng *unilateral ceasefire* mula Marso 19 - Abril 15 bilang tugon sa panawagan ng United Nations at sa halip, patuloy na nagpakat ng armadong pwersa sa kanayunan ng TK. Mula Marso 19 - Abril 11, naitala ang masugid na operasyong militar ng pasistang tropa sa 36 bayan at 112 barangay sa rehiyon. Nagresulta ito sa tatlong labanan kung saan namartir ang tatlong Pulang mandirigma.

Sa kabilang banda, tapat na tumalima ang MGC sa deklarasyong tigil-putukan ng CPP mula Marso 26 - Abril 15 na pinalawig pa hanggang Abril 30. Ang mga engkwentrong naganap sa panahong saklaw ng *ceasefire* ay resulta na ng pagtatanggol ng mga yunit sa kanilang sarili at sa masa laban sa walang puknat na atake ng kaaway.

Matapos ang *ceasefire,* tumugon ang mga yunit ng MGC sa panawagang bigwasan ang taksil na AFP-PNP sa pamamagitan ng 10 matatagumpay na TO ng BVC at LdGC sa buwan ng Mayo. Lumasap ang 4th MBLT at 203rd Brigade ng siyam na patay at walong kumpirmadong sugatan sa mga opensiba ng BHB.

Sa huling kwarto ng 2020, hinarap ng BHB Quezon ang matitinding FMO sa gitna ng hagupit ng mga bagyong Quinta, Rolly at Ulysses. Tagumpay na nagdepensa ang mga yunit ng AMC at nalampasan ang anim na labanang resulta ng panunugis sa kanila ng 201st at 202nd Brigade ng



# Limang sibilyan, pinaslang sa Baras, Rizal

Walang awang pinaslang ng pinagsamang tropa ng 202nd Brigade at PNP-Rizal ang limang sibilyan sa Brgy. San Jose, Baras, Rizal noong Disyembre 17 na sina Vilma Salabao, Wesley Obmerga, Carlito Zonio, Jonathan Alberga at Niño Alberga na pawang mga *caretaker* at *security guard* sa isang pribadong *mango farm*. Napag-alamang may sakit si Wesley na *tuberculosis* sa buto at *kidney failure* habang si Vilma naman ay may kanser sa kanyang *thyroid* at dumaranas ng matinding rayuma.

Upang bigyang katwiran ang kanilang mga krimen, pinalabas ng mga pasista na mga NPA ang mga biktima. Pinalalabas ng berdugong 2nd ID-PNP Rizal na nanlaban ang lima habang inihahain ang *warrant of arrest* sa isa diumanong Antonio Cule alyas Ka Dads. Taliwas ito sa salaysay ng mga saksi na pinalibutan ang *farm* at pinaulanan ng bala ng mga sundalo at pulis ang tinutuluyang bahay bandang alas-dos y medya ng madaling araw.

Hanggang sa kasalukuyan ay hindi pa inilalabas ng 2nd ID ang labi ng mga napaslang at pinahihirapan ang pamilya nina Vilma na makuha ang kanyang bangkay.

Notoryus ang PNP-Rizal sa ala-tokhang na pagpaslang sa mga wala nang kakayahang lumaban. Matatandaang hindi pa katagalan ang naganap na walang-awang pagpaslang nito sa mag-asawang Eugenia Magpantay at Agaton Topacio na mga sakitin na at retiradong lider ng Partido noong Nobyembre 27 at ang pagmasaker sa tatlong *hors de combat* sa Antipolo noong Disyembre 5, 2019.

Patunay ang naganap na pag-atake at ekstrahudisyal na pagpaslang sa limang sibilyan ng desperasyon at pangangarap nang gising ng rehimeng US-Duterte na ubusin at wasakin ang rebolusyonaryong kilusan sa Timog Katagalugan.

*BHB at mamamayan ng TK...*
*mula sa pahina 10*

Philippine Army mula Oktubre 29 hanggang Nobyembre 15. Nagtamo ang mga sumalakay na kaaway ng 13 patay at 1 sugatan sa mga nasabing labanan habang wala ni isang kaswalti ang BHB.

"Nakamit natin ang mga tagumpay sa armadong pakikibaka dahil sa mainit na pagsuporta ng mamamayan. Kahit gipit at may matinding presyur mula sa kaaway, nagpapatuloy ang masa sa pagkalinga sa Hukbo at pagsusulong ng digmang bayan. Hindi sila nasindak ng terorismo ng estado. Lalo lamang tumitibay ang pagkakaisa ng Hukbo at mamamayan para ibagsak ang pasistang rehimen at ipagwagi ang digmang bayan," pahayag ni Armando Cienfuego, tagapagsalita ng MGC-BHB TK.



# Mga isinampang gawa-gawang kaso laban kay Norly Bernabe, na-*dismiss*

Dinismis ng Narra Municipal Trial Court ang kasong *grave coercion* laban kay Norly Bernabe, tagapangulo ng Kalipunan ng Samahang Magbubukid sa Timog Katagalugan (KASAMA-TK) noong Disyembre 14. Inaasahan ng mga kaanak ni Bernabe ang kanyang paglaya isang linggo mula nang ma-*dismiss* ang kaso.

Nauna nang dinismis ng Puerto Princesa Regional Trial Court noong Hulyo 27 ang kasong *murder* na nakasampa kay Bernabe dahil sa kakulangan ng mga ebidensya. Subalit sinampahan muli sa ibang korte si Bernabe na nagpatagal pa ng kanyang pagkakapiit.

Bago ikinulong noong Pebrero 2019, naglingkod si Bernabe bilang tagapangulo ng Pinagkaisang Lakas ng mga Okupante, Residente, Magsasaka, Mangingisda at Maralita ng Taytay (PLORMMM-Taytay). Mula 2007, ipinaglaban ni Bernabe ang karapatan ng mga magsasaka sa 1,265 ektaryang lupang kinamkam ng Pujalte Estate at 400 ektaryang inangkin ng Guevent Corp. Isa siya sa mga unang nakibaka laban sa 500 ektaryang Governor Jose Chavez Alvarez Airport sa Taytay na magpapalayas sa libu-libong magsasaka at katutubo




at wawasak sa likas na yaman ng Palawan. Napagtagumpayan din ng PLORMMM-Taytay at mamamayang Palaweño ang banta ng demolisyon ng lokal na gubyerno at Department of Environment and Natural Resources sa mga baybaying barangay ng Taytay. Dahil dito, walang-tigil ang pang-uusig ng mga naghaharing-uri sa Palawan kay Bernabe. Gamit ang AFP-PNP, hinaras siya, tinatakang kasapi ng BHB at sapilitang pinasusuko bilang *rebel returnee.* Matapos mabigo sa mga pakanang ito, sinampahan si Bernabe ng mga gawa-gawang kaso.

Ayon sa Karapatan-TK, "Malaking tagumpay ang pagpapawalang-sala kay Ka Norly. Magpapatuloy ang pakikibaka para sa pagpapalaya sa mga detenidong pulitikal kahit sa gitna ng Anti-Terror Law ng rehimeng US-Duterte."



# Tindig Rizal!

## Sama-samang pagbangon ng mga Rizaleño sa pinsala ng bagyo at baha

Hinambalos ng sunud-sunod na malalakas na bagyo ang mamamayang Pilipino. Isa ang Timog Katagalugan sa nakaranas ng matinding pinsala dulot ng malawakang pagbaha sa iba't ibang parte nito. At isa ang lalawigan ng Rizal sa nagtamo ng labis na pinsala.

Pilit na iniaahon ang buhay sa pagkakalubog sa putik at baha—iyan ang pangunahing tutok ng mamamayan ng Rizal matapos tumama ang bagyong Ulyssess sa rehiyon.

**Pinalalang pinsala**

Tinatayang umaabot sa 40,000 kabahayan ang pinalubog sa baha ng bagyo sa dalawang bayan ng lalawigan at katabing syudad na Marikina City. Higit 13,000 indibidwal naman ang nagbakwit at nagsisiksikan sa 21 *evacuation center*. Libu-libong buhay, ari-arian at kabuhayan ang naging kabayaran sa nagpapatuloy na pamiminsala ng mga proyektong pang-imprastraktura at mga dambuhalang dam na nakatayo at planong itayo sa Rizal.

**Kalbaryo ng mga binagyo**

Kumakalam na sikmura , malinis na maiinom na tubig, maayos na masisilungan—ito ang mga pinoproblema ng kalakhan ng mamamayan ng Rizal na nasalanta matapos ang bagyo. Hindi pa tumatama ang bagyo ay nagkulang na sa paghahanda ang lokal na gubyerno para matustusan ang pangangailangan ng mga bakwit at biktima ng bagyo.

**Buhay ang kapalit ng pabahay**

Nabalot na ng lumbay at pangamba ang mga residente ng Kasiglahan Village sa San Jose, Rodriguez Rizal. Hindi kagaya sa pangalan nito, nawalan na ng sigla ang buong pabahay matapos tumaas ang baha na umabot sa bubong ng mga kabahayan na siyang tanging mababanaag. Umaabot sa 1,700 pamilya sa pabahay ang naapektuhan. Walo na ang namatay sa mga residente nito habang dalawa naman ang hindi pa mahanap o nawawala.

Isa lamang ang Kasiglahan Village sa mga pabahay naapektuhan ng pagbaha. Dahil sa kalapitan ng Rizal sa Kamaynilaan, isa ito sa may signipikanteng paglaki sa bilang ng mga *real estate development* sa huling dalawang dekada na pangunahin ay mga programang pabahay ng reaksyunaryong gubyerno para sa relokasyon ng mga setler na nagmula sa iba't ibang panig ng Metro Manila. Partikular sa bayan ng Rodriguez, pito sa labing-isang barangay nito ang nakalaan para sa urbanisasyon. Hanggang sa kasalukuyan ay naging malawakan ang pagkukumbert ng mga lupaing agrikultural tungo sa mga hindi pansakang gamit ng lupa tulad ng komersyal, industriyal at residensiyal. Ang Kasiglahan ay isang tipo ng relokasyon at *low-cost housing* na inilaan ng gubyerno at matapos ang bagyo ay makikitang bulnerable hindi lamang sa baha kundi pati na rin sa ibang sakuna tulad ng sunog, *landslide* at lindol sa kabila ng paglalaan dito ng gubyerno ng ilang bahagi ng rekurso nito.

Bago at matapos ang bagyo, naging mabagal ang paghahanda at pagbibigay ng tulong at ayuda ng lokal na gubyerno ng lalawigan para sa mga nasalanta ng bagyo. Bagamat ganito, naging maagap ang iba't ibang organisasyong mapagkawang-gawa, mga taong simbahan at mga pangmasang organisasyon sa pag-aabot ng tulong. Nakapaglunsad ang mga ito ng *relief mission* sa limang *evacuation center* at ang isang bugso nito ay nakapagbigay ng 1,000 *relief packs.*

Dahil sa malaking tawag ng pangangailangan na muling ibangon ang Rizal mula sa pagkakasalanta nito, nagbigkis ang mamamayan ng Rizal partikular sa San Mateo at Rodriguez at binuo ang malawak na lakas nito sa pamamagitan ng samahan ng Tindig Rizal. Nanguna ang samahang ito para sa pagbibigay ng tulong sa mga nasalanta sa lalawigan at pangunahin ding tumututol sa mga proyektong pang-imprastraktura ng rehimen na pangunahing nagbibigay ng kapahamakan sa mga residente nito. Sa kabila ng panawagan sa pagtulong ng gubyerno at ibsan ang mahirap na kalagayan ng mga mamamayan, dinahas ng mga pulis ang isang kilos protesta sa harap ng Department of Social and Welfare Development kung saan hinarang ang tatlong dyip at 20 katao lamang ang nakapasok. Bagamat ganito, matagumpay pa ring naipanawagan ng grupo ang kanilang mga hinaing.

Nagsisilbi namang isang panggising at pagkamulat para sa lahat ng mamamayan ng Rizal ang naging pinsala ng malaking pagbaha sa kanilang buhay at kabuhayan. Kaya ganun na lamang katindi ang panawagan para tutulan ang mga proyektong pang-kaunlaran at pang-imprastraktura ng rehimen. Nandiyan ang pagtutulak ng gubyerno sa muling pagbubukas ng Wawa-Violago Dam at konstruksyon ng Kaliwa Dam sa hangganan ng North Quezon at Rizal.

Tiyak na walang-sawa itong tututulan at hahadlangan ng mamamayan ng Rizal dahil pinipinsala nito ang kanilang buhay at kabuhayan. Malinaw na walang ibang dapat sisihin sa kalunos-lunos na sinapit ng mga residente ng Rizal kundi ang kapabayaan ng gubyerno at labis na pagkaganid ng mga kapitalistang nakikinabang sa nasabing mga proyekto. Mas matindi pa sa lakas ng daluyong at bagyo ang magiging boses ng mamamayan ng Rizal para bigyan ng hustisya at ibangon ang lahat ng nasalanta at naging biktima ng kalamidad. K

## Bakuna para sa bayan, namemeligro dahil sa kurapsyon at kainutilan ng rehimen

Papasok ang taong 2021 na walang katiyakan ang bakuna sa COVID-19 para sa mamamayang Pilipino dahil sa matinding kapabayaan at katiwalian ng rehimeng US-Duterte. Walang naisarang matinong kasunduan ang reaksyunaryong gubyerno para sa suplay ng bakuna at hindi nakapag-ayos ng mga pangangailangan para sa malawakang pagbabakuna. Dagdag itong kapabayaan sa mahaba nang listahan ng kapalpakan ng rehimen sa pagharap sa COVID-19.

Puro buladas ngunit kapos at palyado ang paghahanda ng rehimeng Duterte para sa pagpapabakuna. Ipinagyayabang ng rehimen ang paglalaan nito ng P82.5 bilyon para sa bakuna mula sa pambansang badyet ng 2021. Sa aktwal, P2 bilyon lamang ang hawak ng pambansang gubyerno para sa bakuna dahil ang kalakhan ng badyet ay hahagilapin pa mula sa mga utang panlabas at iba pang ahensya.

Inililingid din ng reaksyunaryong gubyerno sa publiko ang tunay na lagay ng programa sa bakuna at paghahanda para rito. Panay ang pangangalandakan ng rehimen na may tiyak nang suplay ng bakuna mula sa Pfizer BioNtech, Moderna at Sinovac subalit sa katapusan ng taon ay walang saradong kasunduan sa mga kumpanyang ito. Naunsyami pa ng DOH at FDA ang kontrata sa Pfizer BioNtech bunsod ng kabagalan nitong mag-ayos ng papeles. Sa ganitong kalagayan, hindi malinaw kung paano titiyakin ang bakuna para sa mga maralitang walang pambili ng bakuna at higit na bulnerable sa pagkakasakit.

Bunsod ng kainutilan at kawalan ng malinaw na programa at pondo ng pambansang gobyerno, walang nakahandang *cold storage facilities* at plano sa pagbibyahe ng bakuna sa malalayong probinsya kahit pa sinasabi ng rehimen na magsisimula ang pagbabakuna sa 2021. Dahil dito, nag-inisyatiba na ang mga lokal na gubyerno at pribadong sektor na maglaan ng sariling pondo at magkaroon ng sariling mga kasunduan sa mga kumpanyang *pharmaceutical* para sa bakuna.

Sa gitna ng usaping ito, nabunyag ang iligal at maanomalyang pagpapabakuna ng mga opisyal militar, Presidential Security Group at mga pulitikong alipures ni Duterte. Matindi ang pagkasuklam ng taumbayan dahil sa halip na unahin ni Duterte na pabakunahan ang mga manggagawang pangkalusugan, guro at iba pang mas bulnerableng sektor, inuna niya ang mga pinapaburang alipures.

Kung anu-anong pagbabaluktot at pagtatakip ang ginawa ng mga propagandista ni Duterte kaugnay ng usapin sa bakuna. Hindi tuloy maalis ang hinala ng mamamayan na sa likod ng kontrata sa pagbili ng mga bakuna ay ang bilyon-bilyong *kickback* ng rehimen. Hindi nalilinlang ang mamamayan ng mga kasinungalingang ito. Nananatiling maingay ang panawagan na imbestigahan ang mga kontrobersya sa bakuna at tiyakin ang ligtas na bakuna para sa lahat.

Bukod dito'y tuluy-tuloy ang paniningil ng taumbayan sa palyadong tugon ng rehimeng US-Duterte sa pandemya. Tuluy-tuloy nilang iginigiit ang pagpapatupad ng mga batayang hakbangin tulad ng *mass testing*, libreng *face masks* at *face shields*, pagpapahalaga sa mga manggagawang pangkalusugan at pagpapaunlad sa imprastraktura ng serbisyong pangkalusugan sa bansa. Paalala ng mga eksperto, hindi 100% ang katiyakan na hindi na dadapuan ng COVID-19 ang mga nagpabakuna kaya kailangan pa ring isulong ang pagpapalakas sa sistemang pangkalusugan at wastong *protocol* sa kwarantina at *physical distancing*. K

KULTURA

# *Unang pasko ni Naya*

*ni Ka Rosie*

Bisperas man ng pasko ngayon at anibersaryo na sa isang araw, maghihiwa-hiwalay muna tayo mga kasama. Ang panahon ngayon ay hindi na tulad ng dati na nagtitipon tayo 'pag mag-aanib na." Bungad ni Ka Diyeya sa pananalita sa maikling kapihan matapos ang balitaan. Mababakas sa mukha ng mga kasama ang naghahalong lungkot at *excitement*. Malungkot dahil mapapalayo sa mga mahal na kasama sa okasyon ng ika-52 anibersaryo ng Partido pero *excited* dahil lalarga sila sa gawaing militar.

"Malupit talaga si Duterte, hindi man lang hinayaang magdiwang ang masa ng mapayapang Kapaskuhan." Bulong ni Ka Wally, kasama sa mga paalis habang pinupunasan ang *baby* M-16 ng karelasyon niyang si Ka Pia. Magkakalayo na sila kaagad kahit wala pang isang buwan ang kanilang relasyon, na normal sa buhay-rebolusyonaryo laluna't magkaiba sila ng yunit.

"Titiyakin namin mga kasama na ang unang putok ng 2021 ay atin, at bago iyon, sisikapin naming makatugon sa panawagang pahabulan ng malakas na ganting-putok ang mga pinsala nating natamo ngayong buwan sa Rizal at Mindoro. Kayo naman dito ay aasahan naming magpapakatibay at mag-iingat hanggang sa muli nating pagkikita-kita." Pang-aahita ni Ka Lymwell bilang pangwakas na pananalita. Si Ka Lymwell ang kumander ng yunit na aalis. Inawit ng Pulang bandila ang Bigwas ng Tagumpay at Di Magagaping Diwa bilang hudyat ng pagtatapos ng programa habang kumakamay at nagpapaalam sa mga kasama.

Habang naglalakad pauwi sa aming kubo ay nasalubong ko si Ka Ustad dala ang gulay na kinalap ng kanyang pormasyon. Tahimik siya mula pa kahapon dahil hindi siya madadalaw ng kanyang pamilya ngayong anibersaryo. Naobliga nga kaming umatras mula sa laylayan dahil sa walang humpay na *focused military operations* ng kaaway doon. Literal na walang pahinga ang baseng masa sa panliligalig ng kaaway mula nang lumuwag ang *lockdown*.

Wala man lang kaming pagsasalu-saluhan mamayang gabi. *Budget* pa ang kanin namin ngayon dahil mahirap magpasok ng suplay sa lugar. May naipaayos sana kaming kamote at malagkit na ibinigay ng lokal na sangay sa kalapit na baryo pero nakalaan iyon para sa anibersaryo. Hindi naman talaga kami nagdiriwang ng pasko, pero bilang pagkilala sa kulturang Pilipino, kapag kinakaya ay naghahanda kami at naglulunsad ng maikling programa. Kunsabagay, hindi lang ang Hukbo ang nakararanas nito ngayon. Dahil sa pandemya at mapanupil na mga patakaran ng rehimeng Duterte, maraming pamilyang Pilipino ang walang mapagsasalu-saluhan ngayong pasko at hindi magkakasama. Pinalad pa nga kami at nagkataong may malapit kaming *signal* kaya nakakontak kami sa aming mga pamilya.

"Meri krismas!" Masigla at humahangos na bati ni Sander, na sinundan nila Julian, Ginno, Warren at Bijen, mga kabataan mula sa baryo dala ang ilang suplay na kinakaya pang ilusot ng masa—bigas, kape at asukal. Nakakatuwa kasi may dala silang banig at dalawang *flashlight* na regalo nila sa kamag-anak nila sa loob ng Hukbo. Dito raw sila matutulog at magpapasko, kahit alam nilang wala kaming handa.

"Tamang-tama at may programa kami mamayang gabi, sumama kayo", ang masaya kong sambit sa kanila. Tuwang-tuwa rin ang iba pang mga kasama at hindi na sila naawat sa pakikipagkwentuhan sa mga masa hanggang dumilim.



At sumapit na nga ang gabi, unti-unti nang natitipon sa aming iskulhaws ang mga kasama. Maririnig mo na silang nagkakantahan at nagtatawanan. Maya-maya pa'y dumating na sina Ka Rj at Fara, ang mga tagapagpadaloy ng kapihan na tinawag naming paskuhan. Nagbahagi ang mga kasama ng kani-kanyang karanasan sa unang pasko sa Hukbo. Sinasalit-salitan ito ng mga palaro tulad ng Hukbong Henyo, Pasa-Ulat, at Singing BHB.

Si Ka Ambo ang unang nagbahagi, tulad ng marami, ang kanyang unang pasko ay sa piling ng masa. "Pinag-aagawan kami noon ng masa dahil bihirang magpasko ang mga kasama sa kanila. Gusto nila sa lahat ng bahay ay kakain kami, kaya tuloy busog-tuta kami." Masayang pag-alaala niya.

Ibinahagi naman ni Ka Rj ang karanasan niya kung saan nag-ambagan ang masa at pwersa sa lokal para may maipanghanda ang yunit nila sa pasko at anibersaryo.

Napansin kong sumigla at umaliwalas ang mukha ni Ka Ustad sa takbo ng kapihan. Nagpapartisipa siya sa palaro at kalauna'y nagbahagi rin. Ikinwento niyang nasa lakbay sila noon patungo sa paglulunsaran ng anibersaryo at pansamantalang huminto ng pasko para magluto at magsalu-salo sa pansit. "Masaya kasi kahit malayo sa pamilya ay kapiling mo ang mga kasama. Ganito naman talaga ang normal sa atin, kahit wala tayo dito ngayon, malamang na tuyo rin ang ating pasko." Napawi ng pananalita niya ang pag-aalala sa kanya ng mga kasama sa ilang araw din niyang pananamlay.

Unawa naman pala niya, malungkot lamang talaga siya.

Si Ka Naya naman ang tinawag ni Ka Fara pero dahil unang beses pa lamang niyang mag-pasko, tinanong na lamang namin siya tungkol sa kanyang pakiramdam. Maikli lamang pero maganda ang sinabi niya: "Hindi po tayo dapat malungkot kahit kape lang ang handa at malayo tayo sa mga mahal natin sa buhay kasi hindi naman alwan ang pinasok natin dito sa Hukbo, may mas mahalaga tayong dapat gawin."

Ilang palaro pa at tinapos na namin ang programa sa sama-samang pag-awit ng "Awit ng Pag-asa". Nakakapagod pero masaya. Masayang-masaya dahil kahit mahirap at kaiba ang sitwasyon namin ngayon, unawa at tanggap ito ng mga kasama, kahit ng mga bagong sampang tulad ni Naya. Tiyak kaming sa ganitong diwa ng mga kasama at ng aming baseng masa, mapangingibabawan namin ang maraming kahirapan at higit na makasusulong hanggang makamit ang tagumpay. K